https://new.express.adobe.com/webpage/chrxUpz7HC8JE

Ang edisyong print at e-book na ito ay unang inilathala sa Pilipinas ng Marinduque State University. May tanggapan sa Brgy. Tanza, Boac, Marinduque at contact details sa telepono (042) 7540158 at mobile 09176273078, maging email sa marindukanon@gmail.com
Print ISBN:_________________
E-book ISBN: _________________

# Table of Contents

## Section I: Haiku



## Section II: Tanka

## Section III: Haibun

# *HAIKU*
ハイク

Haiku is a three-line traditional Japanese poem with seventeen syllables, written in a 5/7/5 syllable count.

# LIWANAG

NAGING KANDILA
NA SA GABING MADILIM,
AKO'Y 'YONG ILAW.

-MAIRA



# NAWALANG GABI



LUHA'Y TUMULO NA
NAGTATANONG SA DILIM
AMA, NASAAN KA?

-BEBURURI

# SULYAP



ILANG SULYAP PA
ANG DAPAT NA IBIGAY?
NANG 'YONG MALAMAN

-ARISSA

# PANANABIK

SIKLAB NG PUSO
SA PAG-ASAM NG YAKAP
ORAS HUMINTO

-KEESHI DONA



# PAGLISAN

SA'YO'NG HIMLAYAN
HIMUTOK KAULAYAW
MABATA NAWA

-MIKAERA



# ILUSYON



SISIDLANG KRISTAL
NG HUWAD NA AKALA,
NABASAG NA NGA.

-JOWANNA MEI

# TALAARAWAN



BAWAT PAHINA
TALA ANG ALA-ALA
SAKIT AT SAYA

-RANI

# BITMO



GABING TAHIMIK
ANG TIKTAK NG ORASA'Y
TULAD NG PUSO.

-NERISSA MEI

# WALANG PAG-ASA

DI MAKA-BIGKAS
PA'NO MAKAKATAKAS
WALA NG LAKAS.

-DONNA



# KAHON

TUNAY NA IKAW
SA DILIM, NAGLIWANAG
LAYA'Y NATANAW

-BEYA

# LUMBAY

SABI DAW NILA
MASAYA NGA UMIBIG
EH PANO AKO?

-KURISUCHAN JAO



# KAPALARAN

PALAISIPAN
BUKAS NG BAWAT ISA,
TAGO SA DILIM.

-MEARI JEN



# PAGAL



GINHAWA'Y HANAP
KATAWAN AY MAHAPLAY
INIT, NAMATAY

-NERIRIN

# PAHIMAKAS

AGWAT NG LUPA
PINTIG NG PUSO'Y SAYO
SAN' MAGTATAGPO?

-RARUFU





# LAKBAY SA PANGARAP

ISANG HANGARIN
MUNDO SANA'Y UMAYON
PUHON, PADAYON!

-CHERIRIN



# LUHA NG TAPANG

SA GITNA NG ULAN,
LUHA NG INA'Y TAGLAY,
LAKAS NG LOOB.

-KYMJOI



# POOT

ANG INIT NG SIKAT,
SA BALAT KO'Y TUMATAGOS
POOT, DI NAWAWALA

-REJIN



# KAIBIGAN



TAWA'T LUHA, SAMA
SA HIRAP AT SAYA,
NAROON
TUNAY NA KAIBIGAN

-REMERIN



# PANGLAW

GABING TAHIMIK
PINTIG NG PUSO'Y TUGMA
LAMIG BUMALIK

-JEIDU

# *TANKA*

タンカ

Tanka is a traditional Japanese poem that consists of 31 syllables in five lines with a specific syllabic pattern.

# Lumbay

-MAIRA

Natutulala't
Nagngingiming damdamin,
'la ng kabigin,
Mata'y tila 'sang talon,
Luhang dagat ang ipon.



# Bahagdan

**-BEBURURI**

Sa bawat hakbang
Pag-asa'y lumilitaw,
Bawat pag-akyat,
Danas pait at hirap
Tagumpay hinaharap

# Musa

-ARISSA

‘Yan ka na naman
T’wing may bagong litrato’y
‘Yong ginuguhit
Sobrang naguguluhan
Sa ‘yong nararamdaman



# Dilim at Pait

-KEESHI DONA

Sa madilim na gabi
Pagluha'y di matigil
Pait ng ala-ala
Nanunumbalik,
Galit at kirot

# Balatkayo

-MIKAERA



Pilìt na ngiti
Matamis na salita
Tunay na anyo
Lumilitaw sa dilim
Nagbubunyag ng lihim



# Aninipot

-JOWANNA MEI

‘Di maapuhap
Aninipot sa dilim
Naglahong kislap,
Naiwa’y salamisim
Hiling ko’y ililihim.

# Gabi

-RANI



Gabi, pahinga
Pinikit na lang sana
Isip, lumalim
Naging isang estatwa
Nanubig and mata

# Sandata

-NERISSA MEI



S'yay mandirigma
Patuloy lumalaban
Gyera sa buhay,
Walang ibang sandata
Kundi pagpapanata.

# Hatinggabi

-BEYA

Kalmadong araw,
Ligayang abot tanaw
Ngunit sa gabi
Maririnig ang hikbi
Sigaw ng pusong sugat

# Oo

-DONNA

Huli na nga ba?
Binigkas kong salita
Dalawang letra
Sagot sa tanong niya
Hinihintay sa iba.



# Ako pa ba?

-KURISUCHAN JAO

Ganito nga ba?
Kay lungkot pag-iniwan?
O sadyang ganyan,
Pag alam mong masakit
Di mo kayang bitawan



# *Paglisan*

-MEARI JEN



Bigat ng yapak
Nagdadalawang isip
Lilisan na ba?
O mananatili pa?
Sa huli, lilisan na.



# Dapit-hapon

-NERIRIN

Hampas ng alon
Sa bato'y umuugong
Langit ay kahel
Nagpapahiwatig na
Araw ay palubog na



# Alapaap

-RARUFU

Sa pagsalubong ng araw
Pagod na'y mapapawi
Hanging malamig
Alaalang matatamis
Sa puso'y mananatili

# Larawan

-CHIRIREN

Iyong imahe
Bakas ang ngiti't saya
Sa isang iglap
Kalakip ng mensahe
Naiwa'y alaala.



# *Halik*

-REJIN



Sa labi'y dumampi,
Halik na puno ng pag-ibig,
Damdamin nag-aapoy,
Puso'y nag-aalab sa init,
Sa sandaling ito, tayo'y isa





# Pagal

-JEIDU

Alon ng dagat
'Sang hikbi ng habagat
Hapis bumalik
Sa banaag ng buwan
Diwa'y pagod at pagal



# Alon

-REMERIN

Mga tinig ng alon
At paghampas ng sa bato,
Paghalik sa buhangin
Ala-ala ko'y
Bumalik ito



# Paghihintay

-KYMJOY

Sa dapithapon,
ako'y naghihintay pa,
yakap ng hangin,
tila ba'y haplos mo na,
babalik ka ba, sinta?





# Lagi't-lagi

-NORIEL

Sa gabi tahimik,
Kwentuhan ang gabay,
Sa hapag handog
Wagas na pagmamahal
Pamilya'y aking lakas

# *HAIBUN*

ハイク

Haibun is a prosimetric literary form originating in Japan, combining prose and haiku.

# *pagitan*

*-Maira*

Sa ilalim ng tahimik na gabi, nagtagpo ang mga ngiti. Puno ng pagmamahal ang mga mata, ngunit kanilang mga labi ay walang salitang mailabas na. Alam ang dahilan kung bakit hindi maaaring magsama, ngunit hindi nito kayang pigilan ang damdaming bumabalot sa kanila. Ang bawat sandali ay tila binibilanh, bawat oras ay pahiram lamang. Naglalakad sila sa tabing ilog, ang tubig ay tila sumasabay sa bawat usog. Alam ang bawat hakbang ay papalayo sa isa't isa, ngunit hindi magawang bumitaw sa bawat isa. Ang pagmamahalan ay parang isang lihim na sinisilong ng gabi, hindi magawang masilayan ng araw muli. Ang mga bituin ang kanilang saksi, ngunit wala magagawa upang baguhin baguhin ang kapalaran na ikinubli. Pagdating ng umaga, kailangan magpaalam na. Walang katiyakan kung kailan muling magtatagpo kanilang mga puso. Ang pagmamahal ay mabanatiling buhay, kahit na sa distansya sila'y hindi magtagumpay.



*Buwan at araw*
*Naghahabulan, ngunit*
*Hindi mag-abot.*

# *kahapon*

*-Bebururi*

Kahapon, iniwan ko ang isang lumang lihim sa ilalim ng luma kong kama. Ang mga piraso ng nakaraan tila mga sirang salamin na naglalaro sa liwanag ng bagong araw. Ang bawat pag-akyat ng araw nagdadala ng sakit, ngunit nagdadala rin ng pag-asa. Sa bawat hakbang, ang mga alaala ng nakaraan ay unti-unting naglalaho sa mga anino ng umaga.

*Sa ilalim ng araw,*
*sakit ng kahapon ay naglalaho*
*bagong simula'y darating*



# *malamlam*

*-Arissa*

Sa bawat pagtakatak ng orasan, tila ba isang pasiyenteng nakahimlay sa kama. Nakatulala, tinatamad bumangon, at ang utak ay pundi na. Ang mundo sa labas ay patuloy na umiikot, umuusad. Habang ang sarili'y naipit na lang sa gitna, hindi alam kung ano ang ginagawa. Sa paglipas ng panibagong araw, hindi maiwasang magsisi at kamuhian ang sarili. Nasayang na naman ang isang araw na dapat sana may isang bagay na natamasa. Ngunit bakit hindi makakilos na tila ba paralisado, na kahit anong pilit, ayaw sumang-ayon ng katawan sa inuutos ng utak? Ah, ewan. Bahala na. 'Yan na lang ang nasabi sa sarili. At sa pagpikit ng mga mata, ang ingay sa labas ay unti-unting humina, ang responsibilidad at problema ay kinalimutan na at hinayaan ang sariling maanod sa isang mundo na dala ay panandaliang saya.



*Wala nang kulay*
*Tinakasan ng gana*
*'Di ko na alam*

# *katahimikan*

*-Keeshi Dona*

Tahimik siyang nakaupo sa sulok ng silid, ang kanyang mga mata ay naglalakbay sa mga tao sa paligid. Para siyang isang anino, unti-unting naglalaho. Maraming saloobin ang naglalaro sa kanyang isipan, mga ideya, pangarap at saloobin na hindi kailanman nabibigkas. Maraming ulap ang bumabalot sa kanyang puso, at bawat sulyap mula sa ibang tao ay tila nagiging hadlang sa kanyang kalayaan. Sa kanyang isipan, nais niyang magsalita at ipahayag ang kanyang mga nararamdaman, subalit ang takot sa paghusga ay nangingibabaw. Nanatili siyang tahimik, nagmamasid at nagtatanong, ang mga salitang nabuo ay patuloy na humuhuni sa kanyang loob. Hanggang dumating ang pagkakataon na dumapo ang mga pangarap sa kanyang palad. Sa paglalakbay ng bawat araw, natutunan niyang ang tahimik na pagninilay ay isa ring paraan ng pakikipagsapalaran.

*Sa likod ng ngiti,*
*Saloobin ay abala,*
*Buwan ang saksi.*



# *ala-ala*

*-Mikaera*



Sa simo'y ng hangin, sa ilalim ng ulan. Saksi ang langit, kawalan ng pag-asa sayong huling hantungan. Hawak ang lapida, naglalakbay sa lupa ng kabaliwan, tinatahak ala-ala ng nakaraan. Unang pagsasama puno ng saya, bawat pagmulat ng mata, mula mong kay ganda aking nakikita. Ngunit tadhana'y mapaglaro, ligayay dagling naglaho. Buhos ng ulan sa maliwanag na langit. Sakit na walang lunas, kaylan magwawakas? Bakas ng hirap sayong mga mata,panalangin ako nalang sana. Ngalan moy nakaukit sa puso tuwina, di lang sa lapida. Nangangakong di magmamahal ng iba.

*Sa'yong lapida*
*Ala-alay nagbalik*
*Ikaw lang sinta*

# *uyayi*

*-Jowanna Mei*

Ilang beses nang umikot ang kamay ng orasan, ngunit ang mga ingay sa paligid ay di pa rin magkamayaw. Yabag ng mga paa, balabag ng pinto, maging bawat patak ng tubig mula sa gripo ay rinig ko. Ang awit ng mga kuliglig ay tila wala ring wakas. Ito ay sinasabayan pa ng malalakas na tahol ng mga aso sa labas. Hindi na nagawang pumikit pa nitong dalawang talukap sapagkat kahit sampung minutong idlip ay mahirap. Sa gabing puno ng ingay, tanging ang'yong tinig ang 'di ingay sa pandinig.

*Sa iyong himig,*
*Kalmadong maiidlip*
*'Di mo man batid.*



# *ipinagkanulo*

*-Rani*

Sa tahimik na silid na ito, tila ba ako lang ang naiingayan. Pangalang inuukit nang paulit-ulit sa likod ng kwaderno. Nakatitig sa papel, mahigpit ang kapit sa aking lapis. Nariyan ang mga matang nakamasid. Mga tinig na dumadagundong sa aking paligid. Maya-maya pa ay biglang lumapit, mga kamay at tahasang nanakit. Nag-unahan ang mga luhag kanina pa pinipigilan, kasabay ng tawanan ng ilang kabataan. "Bakit ganito?," daing ng batang gusto lang ng kaibigan. Dahil sa luhang hindi mapigil, tinanong ako ng mga guro. Nanginginig na kinuwento. Akala ay may magbabago, ngumiti lamang sa away-bata na ito.

*Dito natuto*
*Ang tiwala sa tao*
*Biglang naglaho*



# *pagkaubos*

*-Beya*

Amoy tsiko s'yang umuwi at wala sa sarili. Wasak na pinto at mas wasak na kamao; basag na baso at basag na puso. Maging ako ay tuliro at lito – hindi matalastas kung ako ba ang biktima o ang kontrabidang tumawag sa halimaw na kaharap ko. Hindi ang mabigat na dampi ng kamao niya ang nagmarka noong gabing iyon, ngunit ang mga banayad at pinong pananakit sa araw araw. Hindi ang kanyang pananaksak ang nagpasindak ngunit ang mga 'di mabilang na kalmot na nagkunwaring mga halik. At sabi nila'y alak ang salarin pero bakit may iilang kahit umiikot na ang paningin dahil sa bote ng gin, ay nakuha pa rin akong 'di paiyakin. Hindi ang basag na baso o ang basag na puso ang sanhi ng paghihirap. Ito ay patungkol sa isang taong patuloy na idinidiin ang huwad na katwiran upang ako'y saktan.

*Pagod na puso,*
*Pag-asa na magbago,*
*Sya nang naglaho.*



# *husga*

*-Donna*



Nagmasid ako sa kapaligiran, lumingon ako sa kaliwa't kanan. Sumimoy and hangin mula sa Silanganan, sinalubong ko ang mga mata nilang puno ng laman. May panghuhusga sa kanilang isipan, luha'y pumatak, ulan 'di magtahan, bakit ang dali sa kanilang ako'y husgahan?

*Hindi nyo alam*
*Aking pinagdaanan*
*Huwag husgahan.*

# *bangon*

*-Kurisuchan Jao*



Sa silong ng umaga, ang mga sinag ng araw ay tila nag-aanyaya ng bagong pag-asa. Nasa gitna ng mga lumang sugat, natututo kang muling magtiwala. Ang bawat hakbang ay tila pagyapak sa bagong lupa, dumadaloy ang pag-ibig sa iyo mula sa mga sugat na dati'y nagdulot ng sakit. Sa bawat gising, natutunan mong yakapin ang bagong simula. Ang pag-ibig na natutunan mong lumikha muli ay tila bagong umaga, puno ng mga pangakong hindi mo pa natutupad.

*Sa paggising mo,*
*Sa pangakong lumapit,*
*Nagbabalik ang pag-ibig.*

# *pangarap*

*-Meari Jen*

Sa gitna ng paglalakbay para sa pangarap. Mayroong iba't ibang sitwasyon, Mga hamon ng buhay. Minsan masaya, minsan malungkot, minsan nadarapa, minsan bumabangon. Madalas puro pagkabigo, pasakit at sakit. Tinanong ang sarili kung kaya ko pa ba o susuko na? Mga pangarap na pilit inaabot, paulit ulit na nagsusumikap, nagtitiis para sa pangarap. Sapagkat may isang dahilan para mag patuloy laban sa maraming dahilan para sumuko - pamilya, para sa pamilya ang pangarap.

*Ang pangarap ko'y*
*Pamilya ang dahilan*
*Sana matupad.*



# *distansya*

*-Neririn*



Sa langit na puno ng mga nagniningning na bituin ay nakatanghod. Maya't mayang hinahanap ang mga korteng iyong binabanggit. Pagkadaka'y, ang buwan na paminsan-minsan g nagkukubli sa likod ng mga ulap naman ang iyong ilalarawan. Sa bawat pagsulpot ng boses mo sa linya, labi ko'y nangingiti. Tila kasi nanghehele ang tinig mong sumasaliw sa mabining ihip ng hangin. Tila ako'y idinuduyan hanggang sa mga talukap ay bumagsak. At sa pagtulog, kasama ang pangako na, 'Magkalayo man ang ating distansya, sa ilalim ng langit, tayo ay palaging iisa.

*Ang distansya,*
*Sa ilalim ng langit*
*'Di alintana*

# *'di maabot*

*-Rarufu*



Kasing liwanag ng buwan ang aking nararamdaman. Ngunit kasing dilim naman ng gabing kalangitan ang pag-asang ikaw sana'y aking mahagkan. Ikaw sana ang aking lilim sa mga oras na dumarating ang malamig na takipsilim subalit para s aiyo isa lamang akong hamak na kulimlim na may pighataing kasama ng dilim. Isa kang bituin na para sa aking paningin ay ang pinakamingning ngunit napakahirap naming abutin. Hiling ko lang sana'y kuwento nati'y di' tumulad kila Sol at Luna na tila bang walang kasiguraduhan kung itinakdang pagsamahin o nakatadhana bang paglayuin. Hindi man ako dinggin ni bathalang nakati ngin, paulit-ulit pa rin kitang hihingin at hihilingin. Walang sawang sasambitin ang mga katagan "araw-araw pa rin kitang pipiliin kahit sa susunod na habangbuhay ikaw at ikaw pa rin". Patuloy pa rin ako'y sayo'y aasa na sana'y sa mga panahong tayo ay puwede n asana ay pupuwede pa.

*Patak ng luha*
*Pag-ibig na 'di patas*
*Sakit ang dala*

# *anino*

*-Chiriren*

Malawak na mundo, aking binabagtas. Sa puntong ito'y tila naliligaw sapagkat daan ay di na matanaw. Binalot narin ng takot dahil sa narinig na dagundong ng kulog, sa ugong ng hangin,at kalampag ng mga bubong. Natatanaw ay tanging dilim sa paligid senyales na may unos. Subalit napawi aking pangamba pagkat naaaninag ko na ang lente nila. Sa bawat paghakbang, sa akin nakasunod sila. Sa mga tinig ng kanilang saya ay ang syang pagpunas ng luha sa aking mga mata. Dama kong ako'y ligtas kahit sa lupa'y lumagapak.

*Kinabukasan,*
*Sila'y nakaalalay*
*Oo, dama ko.*



# *galit na dating pag-ibig*

*-Rejin*

Ang hangin ay naglalabas ng tensyon, isang bagyo na pumapaibabaw sa katahimikan sa pagitan natin. Bawat salita, parang kidlat, tumatama ng lakas ng libu-libong hindi nasasabi na katotohanan.
Mga tinik sa lupa
Kung saan noon ay namumukadkad ang mga makulay na bulaklak
Ngayon, alikabok na lang ang natitira
Ang alaala ng tawanan ay nag-eecho sa walang laman na espasyo kung saan dati ay umiibig tayo. May halimuyak ng haplos na nananatili sa aking balat, isang multo ng init sa malamig na resulta.
Ang amoy ng rosas
Isang mapait ngunit matamis na paalala
Ng mga bagay na nawala
Ang galit, isang mapait na bunga, lumaki sa puno ng ating mga pinagkasunduang hindi natupad. Ito ay nagpuputik, isang sugat na hindi nagagaling. Ngunit sa ilalim ng galit, may mahinang ningas ng pag-ibig na nananatiling nagliliyab, isang namamatay na baga sa abo ng ating nakaraan.

*Isang nag-iisang baga ang kumikislap*
*Sa dilim ng pagkadismaya*
*Isang ningas ng pag-asa.*



# *balik-tanaw*

*-Jeidu*

Sa ilalim ng bubong ng kubo, tahimik akong nakikinig sa ritmo ng ulan. Bawat patak ay tila isang awit na nagkukwento ng mga lihim ng kalangitan. Ang amoy ng basing lupa ay nagdadala ng mga alaala ng kabataan, mga araw na ginugol sa pagtakbo sa ulan, malaya at walang alalahanin. Ang paggising nang maaga na puno ng sigla, ang pagtakbo sa palaruan na walang pag-aalala, at ang pag-abot ng mga pangarap na tila hindi malayo. Ang simpleng kasiyahan, tulad ng paglalaro ng taguan o pagbuo ng barkadahan, ay nagbibigay ng ligaya na ngayo'y isang malalim na alaala. Sa malayo, ang bundok ay balot ng ulap, tila natutulog sa ilalim ng malambot na kumot ng kalikasan. Ang mundo ay mukhang mas mabagal. Ang bawat saglit ay binabad sa lamig at kapayapaan habang inaalala ang panahon ng kabataan.

*Sarap balikan*
*Saya ng kabataan*
*S'yang kasiyahan*



Fourth-year Bachelor of Arts in English Language Studies students of Marinduque State University created and compiled their own Haiku, Tanka, and Haibun entitled *Bakas* in partial fulfillment to their course, Foreign Language 4 with the guidance of Dr. Randy T. Nobleza.

"BAKAS" symbolizes the enduring marks left by human experiences, emotions, and thoughts that led to the composition of each piece in this book. Just as imprints reveal the passage of a person, these poetic forms offer glimpses into the poet's soul. They capture fleeting moments, profound feelings, and vivid imagery, leaving a lasting impression on the reader.

Through "BAKAS," the writers invite readers to follow the trail of their thoughts and emotions and to delve into the depths of their own experiences.